Pinapatnubayan
ng
Marxismo-Leninismo-Kaisipang Mao Zedong

# ANG Bayan

Inilalathala ng Komite Sentral ng Partido Komunista ng Pilipinas




Lumiit ang kita ng bansa sa eksport. Kasabay nito'y bumaba ang halaga ng piso, tumaas ang presyo ng bilihin, naging matumal ang produksyon,at lumobo ang utang panlabas.

Sinasalamin ng mga ito ang papalubhang krisis sa ekonomya na nakaugat sa malakolonyal na relasyon sa pagitan ng US at Pilipinas na pinahigpit pa ng rehimeng Marcos (p.3).

Ang krisis na umaapekto sa buhay at kinabukasan ng mga magsasaka, manggagawa, petiburgesya, at pambansang burgesya'y nagtutulak sa bayan na manindigan at lumaban.

ENERO 1983

## NILALAMAN

## 'Japanese' o 'Hapones'?

Mga kasama,

Napansin namin sa artikulong "Papalaki ang papel ng Japan" (AB, Nobyembre 1982) na "Japan" at "Japanese" ang mga salitang ginamit sa halip na "Hapon" at "Hapones" na siyang nakasanayan. Sa artikulo namang "Rebolusyong Oktubre" (sa isyu ring iyon), ang salitang "Rusya" at hindi "Russia" ang salitang ginamit.

Bakit ganito? Sa tingin namin, hindi kailangang gamitin ang mga katawagang Inggles sa mga kasong ito. Popular naman ang dati nang mga salita.

Ka Luisa at Ka Cecile

Mahal na mga kasama sa AB,

Bakit "US" ang ginagamit ng AB imbis na "EU" halimbawa sa "diktadurang US-Marcos"? Pwede kayang balitaan ninyo kami dito sa Mindanaw tungkol sa gawaing pagsasalin at pagpapalaganap sa Pilipino?

Binabati namin ang maganda't bagong anyo ng AB sa edisyong Pilipino!

Ka Adela

SAGOT:

Humihingi kami ng paumanhin kung nalilito kayo sa paiba-ibang gamit ng mga salita sa edisyong Pilipino ng AB. Kung minsan, ang dahilan ay simpleng pagkaligta sa mga napagkasunduan. May mga kaso naman na ang dahilan ay ang kawalan pa ng matibay na pagkakaisa sa ilang partikular na punto sa lenggwahe.

Sa ilang pagkakataon, nagkakahirapan kami sa pagpili ng salitang gagamitin. Dito'y umaasa kami sa obserbasyon ng pananalita ng mga kasama't ng masa. Malaking tulong din ang pagbibigay-pansin sa bokabularyong ginagamit sa ating mga pahayagang masa. Natural lamang siguro na hindi madali sa yugtong ito na makamit ang kasiyahan ng lahat sa bawat punto, sapagkat ang ating wikang pambansa ay batbat ng nagtutunggaliang mga impluwensya na siya namang ikinasisigla ng pag-unlad nito.

Isang halimbawa ng kahirapan ay iyong ukol sa pagtukoy sa iba't ibang bayan sa daigdig. Dati, naging palaisipan sa amin kung paano tutukuyin ang mga ito. May hango sa Espanyol pero Pilipino ang ispeling (Hapon, Estados Unidos), may mga pangalang Inggles (Burma, Denmark, Algeria), at mayroon ding mga pangalang pareho sa Inggles at Espanyol, at walang pagbabagong ipinasok sa Pilipino (Nicaragua, India).

Para maresolba ang problema, ipinasya namin na iayon sa Inggles ang pangalan ng lahat ng bayan (pwera ang Pilipinas). Ang pangunahing dahilan ay ang pagiging mas kilala ngayon ng karamihan sa mga bayan sa pangalang Inggles. Dagdag pa'y nabawasan kami ng trabaho, dahil dati'y kailangan pang gumawa ng hiwalay na letering para sa mga mapang nasa edisyong Pilipino at Inggles.

Kaya, ang ginagamit namin ngayon ay ang mga pangalang Inggles gaya ng "Japan," "United States," atbp. Gayunman, nasa Pilipino ang pangalan ng mga rehiyon sa daigdig (gaya ng Asya, Aprika, Europa) at ng mga dagat, bundok, ilog, atbp.

Tungkol naman sa kung ano ang itatawag sa mga mamamayan ng bawat bayan, totoong may problema. Sumasakit ang tenga ng marami sa "imperyalismong Japanese." Sa kabilang banda, parang kakatwa rin na sa loob ng iisang pangungusap ay pagniigin ang mga salitang "Japan" at "Hapones."

Ano sa palagay ninyo? Bukas kaming lagi sa anumang mungkahi ninyo tungo sa paglutas ng nabanggit na mga usapin. ●







Papalaki ang depisit sa balanse ng bayaran (BOP) ng Pilipinas sa ilalim ng rehimeng US-Marcos.

## Ekonomya ng RP

# Bumubulusok pa

Tuwing papasok ang bagong taon, parang sirang plakang inaanunsyo ni Marcos at ng mga alagad niya na bubuti ang kalagayan ng ekonomya. Lagi namang kabaligtaran ang nangyayari. Tulad ng ipinakita nitong nagdaang taon.

Tumigil ng operasyon ang maraming minahan, nakaatraka ang mga barkong pangisda, naiwang nakapinid ang mga bodega at kamalig, walang umuusok sa mga koprasan....Ang mga tanda ng paglala ng pang-ekonomyang krisis sa Pilipinas ay matatagpuan kahit saan.

Ang patuloy na pagbulusok ng ekonomya noong 1982 ay dramatikong nasasalamin sa paglaki ng depisit sa balanse ng bayaran (balance of payments o BOP), na umabot ng mahigit isang bilyong dolyar o mahigit siyam na bilyong piso. Ito ang pinakamalaking depisit ng Pilipinas matapos ang Ikalawang Digmaang Pandaigdig, at mahigit doble ng depisit noong 1981.

Ang balanse ng bayaran ay ang sobra o kulang sa pagitan ng dolyar (at iba pang salaping ginagamit kapag nagbabayad sa labas) na pumapasok at lumalabas sa bayan. Ang malaking bahagi nito ay kabayaran sa mga kalakal at serbisyong ineeksport at iniimport. Sa gayon, nasasalamin din dito ang timbang ng eksport laban sa import.

Binibilang din sa balanse ng bayaran ang paglabas at pagpasok ng puhunan, paglabas ng ganansya ng mga empresang dayuhan, kabayaran sa utang panlabas, at gastos ng mga turista (kapwa dayuhang dumarating at mga taga-Pilipinas na lumuluwas).

Mangyari pa, kapag labis-labis ang depisit sa balanse ng bayaran ng isang bansa, mas mabibigat ang mga kundisyong ipinapataw ng mga dayuhang institusyon at empresa para ito makapangutang o makapag-import pa uli.

Ang balanse ng bayaran, kung gayon, ay maituturing na sukatan ng kalusugan ng ekonomya ng isang bansa.

Ang paglobo ng depisit sa balanse ng bayaran noong 1982 ay dahil, sa pangunahin, mas mataas ang ibinayad para sa mga import kaysa kinita mula sa pag-eeksport. Matagal nang ganito ang kalakaran, dulot ng ating malakolonyal na ekonomya. Hanggat maaari'y binabarat ng mga imperyalista ang mga eksport na binibili nila mula sa Pilipinas at tinataasan nila ang presyo ng mga produktong ating iniimport.

Ngayong kumakawag sa kumunoy ng krisis ang pandaigdigang sistemang kapitalista, ipinapasa ng mga imperyalista ang kanilang kagipitan sa mga malakolonyal na bayang tulad ng Pilipinas. Mas kaunti ang kanilang binibili mula sa mga mala-

kolonya, at sa mababang halaga pa mandin, samantalang iginigiit ang kanilang mga produkto sa mas mataas na halaga.

Kung ihahambing sa 1981, mas mababa nang 12.7 porsyento ang naging kabayaran sa eksport noong 1982 ($5.0 bilyon o ₱46 bilyon) at bumaba lang nang 1.8 porsyento ang ibinayad sa mga iniimport ($7.8 bilyon o ₱71.8 bilyon).

Mas malaki pa sana ang depisit sa balanse ng bayaran kung hindi dahil sa dolyar na ipinadala ng mga manggagawang Pilipino mula sa ibayong dagat. Noong katapusan ng 1982, umabot na ng $700 milyon o ₱6.4 bilyon ang kabuuang halagang ipinasok nila sa Pilipinas. Malaki pa ito nang halos tatlong beses sa kabuuang puhunang ipinasok ng mga dayuhan sa Pilipinas noong buong taon ng 1982.

## Utang panlabas

Para matakpan ang depisit sa balanse ng bayaran, kailangang mangutang ang rehimen. Tinatayang nakapanghiram ito ng $2.2 bilyon (₱20 bilyon) nitong nagdaang taon. Dahil dito, umabot na nang mahigit $17 bilyon (₱153 bilyon) ang utang ng Pilipinas. Kung kekwentahin, lumalabas na ang bawat mamamayang Pilipino ay may babayarang ₱3,000 sa mga dayuhang pautangan.

Nakautang nga ang rehimen ng $2.2 bilyon noong 1982, napunta naman ang katumbas na halaga sa pagbabayad sa interes at bahagi ng prinsipal ng dating hiniram.

Upang maibsan ang problema sa balanse ng bayaran, hinayaan ng rehimen na bumaba ang halaga ng piso kontra sa dolyar. Ang palitan ng piso sa dolyar ay umabot na ng ₱9.20 noong katapusan ng taon, mas mataas nang piso sa palitan noong katapusan ng 1981. Bagamat mas malaki ang kikitain ng mga nag-eeksport dahil dito, tataas naman ang presyo ng mga iniimport na kalakal.

Sa pagmahal ng mga iniimport na sangkap at kagamitan para sa lokal na industriya, tumaas din ang presyo ng mga lokal na yaring produkto. Tataas pa ang presyo ng mga bilihin sa sandaling ipatupad ni Marcos ang mga bagong buwis at pagtataas ng presyo laluna ng mga produktong petrolyo. (May balita sa p. 12.) Mangyari pa, ang anumang pagtaas sa presyo ng bilihin ay iniinda ng karaniwang manggagawa't magsasaka.

Tumaas na nga ang presyo ng mga bilihin, lumiit pa ang kita ng masang anakpawis nitong nagdaang taon, kayat lalo silang nasadlak sa paghihikahos.

Lalong lumiit ang kita ng mga magsasaka sa kalagayang bumaba ang presyo ng iniluluwas na asukal at produkto ng niyog at tumaas pa ang gastos sa produksyon. Nabawasan din ang kita ng mga manggagawa dahil sa <u>shutdown</u> at rotasyon. Maraming nawalan ng trabaho dahil sa <u>lay-off</u> at tuluyang pagsasara ng mga empresa.

Ang mga nawalan ng trabaho ay dagdag pa sa lumalaking bilang ng walang trabaho, na tinatayang mahigit 40 porsyento ng pwersa ng paggawa noong nakaraang taon.

Sa kabilang banda, maraming empresa ang nagrenda ng produksyon o pansamantalang nagsara dahil sa pagtaas ng gastos sa produksyon at matumal na benta ng kanilang produkto.

## GNP

Palatandaan din ng pagliit ng kita ng anakpawis at pagtumal ng produksyon ang mahinang pag-usad ng kabuuang pambansang produkto (<u>gross national product</u> o GNP), ang suma ng lahat ng produkto at serbisyong nalikha sa bansa.

Ang paglaki ng GNP para sa 1982 ay tinatayang 2.6 porsyento lamang. Ito ang pinakamahinang paghakbang ng ekonomya mula 1963. Ito rin ang pinakamababa sa mga bayang kabilang sa Asosasyon ng mga Bansa sa Timog-silangang Asya (Association of Southeast Asian Nations o ASEAN) noong nakaraang dekada (1970-1979) at nitong nakaraang taon. Mas malaki pa nga ang inilaki ng populasyon, kayat sa katunaya'y wala talagang pag-abante ang ekonomya.

Ibinibintang ng rehimeng US-Marcos sa pandaigdigang krisis ng kapitalismo ang kasalukuyang kalagayan ng ekonomya. Subalit ang rehimen na rin ang pangunahing may pananagutan sa mas mahigpit na pagkakatali ng ekonomya ng Pilipinas sa imperyalismong US na punong haligi ng sistemang kapitalista sa daigdig.

Kapalit ng pampulitika at pang-ekonomyang suporta ng imperyalismong US, pinapatakbo ng pangkating Marcos ang ekonomya para umayon sa interes nila at ng mga monopolyong kapitalista ng US. Batay sa malakolonyal na ugnayan sa US, napahigpit din ang pang-ekonomyang pakikipag-ugnayan ng Pilipinas sa ibang imperyalistang bayan, pangunahin na sa Japan.

Subalit ang mga relasyong ito sa mga imperyalista ay nagbibigay lang ng pakinabang sa mga ito, at hindi sa Pilipinas. Ang dominasyong imperyalista at

pagkapapet ng pangkating Marcos ang pundamental na mga dahilan sa likod ng problema sa balanse ng bayaran. Abot-langit na utang panlabas, at kawalan ng pag-unlad.

## Hakbang at patakaran

Sa ganitong kalagayan, ipinatutupad ng rehimeng US-Marcos ang mga hakbang at patakaran para mapigil ang tuluyang pagbagsak ng ekonomya. Mangyari pa, ang mga hakbang na ito'y lalo pang nagpapahigpit sa pagkakatali ng Pilipinas sa US at ibayong magpapahirap sa masa ng mamamayan.

Nasa sentro ng desperadong pagsisikap na ito ang pagkukumahog na mag-eksport ng lahat at kahit anong pwedeng maipagbili sa labas; ang paghahain ng dagdag pang panganyak sa pamumuhunang dayuhan; at ang paniniklúhod sa mga dayuhang magpapautang.

Tulad ng nabanggit sa itaas, malakas magpasok ng dolyar sa Pilipinas ang mga manggagawang nasa abrod, at kundi sa kanila'y bumagsak nang talaga ang reserba ng salaping dayuhan nitong nakaraang taon. Hihigpitan ng rehimen ang mga regulasyon sa pagpapadala nila ng sahod mula sa labas ng Pilipinas, upang matiyak na nahuhulog sa kamay ng gubyerno ang dolyar na kinikita nila.

Bukod sa manggagawa, kung anu-ano ang naiisip iekspor ng rehimen, mula sa paruparo hanggang malunggay. Kaya lang, bihira ang bumibili.

Para maakit pa ang dayuhang pamumuhunan, dagdag nang dagdag ng mga pangganyak na nakapaloob sa di kukulangin sa 183 iba't ibang batas. Kabilang dito ang malalaking diskwento at paglilibre sa buwis at, nitong huli, ang alok na ituring na mamamayan ng Pilipinas ang sinumang dayuhang magpupuhunan dito ng $200,000. Mangyari pa, ang pinakamalaking pain sa kanila ay ang mababang pasahod sa manggagawang Pilipino.

Ang siste nito, mga 90 porsyento ng kapital ng mga dayuhang empresa, laluna ang mga nasa export processing zone, ay sa loob din ng Pilipinas nanggagaling. At sa pagluluwas naman nila ng ganansya, mas marami pa ang inilalabas nilang dolyar kaysa ipinapasok. Kayat ang dayuhang pamumuhunan ay lalo lang nagpapalala sa depisit sa balanse ng bayaran.

Sinasabing ang ekonomya ng Pilipinas ay parang pasyenteng grabe ang sakit, na nabubuhay sa swero ng dayuhang pautang. Bago pa man matapos ang 1982, nakaluhod na ang rehimen sa harap ng Pandaigdigang Pondo sa Pananalapi (International Monetary Fund o IMF) para humingi ng garantya para sa bagong utang.

Nangako ang IMF, sa maraming kundisyon, kabilang ang pagbabawas sa badyet ng gubyerno at pagpapasok ng higit pang maraming produktong dayuhan sa Pilipinas.

Sa pagsunod ng rehimen sa utos na tapyasan ang badyet nito, ang pangunahing tinanggalan ay ang mga panlipunang serbisyo--kalusugan, serbisyo at iba pa --at pamumuhunan ng gubyerno. Subalit malaki pa rin ang badyet para sa makinarya ng panunupil sa mamamayan, laluna ang sa militar. Pero hindi pa rin sapat ang pondong panggastos maski nililitan ang badyet, kayat tataasan na naman ang buwis, singil at ibang ibinabayad sa gubyerno.

Kapalit ng pautang ng imperyalista, pinayagang pumasok nang malaya sa Pilipinas noong Enero 1982 ang 610 klase ng kalakal na dati'y bawal ang importasyon. Ang pagdagsa sa lokal na pamilihan ng mga produktong ito ay di lamang pagkalustay ng dolyar para sa di kinakailangang mga import, kundi ang matinding kumpitensya para sa mga katutubong empresa. Bunga nito'y lalo pang nalugi ang mga negosyanteng Pilipino, at nawalan ng trabaho ang mga namamasukan sa empresang nagsara.

## Pananagutan

Malinaw na malinaw na ang mga hakbang ng rehimen para makaalpas sa gipit na kalagayan ay lalo lamang nagpapasidhi sa mga problemang likas sa isang malakolonyal at malapyudal na ekonomya.

Palibhasa'y alipin ng imperyalismo, ang rehimen ay umaasa na lang sa pinakamaagang pagpihit ng kapitalistang ekonomya mula sa pandaigdigang krisis. Pero sa kalagayan na wala ngayong panlabas na pwersa, tulad ng gera, na magtutulak sa pagbangon ng ekonomya ng mga imperyalistang bayan, malabong maganap ang ipinagdarasal na ito ng rehimen.

Kayat ang ekonomya ng Pilipinas ay hindi talaga pwedeng umahon mula sa krisis at umabante nang husto hanggat di ito nakakahulagpos sa sakal ng imperyalismong US. Lalala pa nga ang krisis sa taong darating. ●

# Paghahanda para sa pinasidhing pakikidigma

"Papalapit ang limang tropa ng "kaaway."

Mula sa burol na pinagpepwestuhan ng isang iskwad ng mga Pulang mandirigma ay humaginit ang kuman.

"Banat!" ang sigaw ng team leader, sabay hagis ng "granada." Ang "pagsabog" ng "granada" ay sinabayan ng mga "putok" ng riple ng mga mandirigma.

"Bumagsak" ang dalawa sa mga tropa ng "kaaway." Ang iba'y tumakbo para magtago.

Muling nagkuman ang team leader: "Segunda, kanan! Tersera, sugod! Primera, banat!"

Walang nakaligtas sa "kaaway."

"Pasa klining!"

Mabilis na sinamsam ng mga mandirigma ang mga gamit ng "kaaway": isang Garand, isang M-79, tatlong M-16, at mga belt na namimintog sa bala.

"Pasa atras!"

Masayang umatras ang mga mandirigma pabalik sa bahay-pulungan ng kampo. Kasama ang mga "kaaway," nilagom nila ang isinagawa nilang "tambang."

## Treyning sa HKL

Ang "tambang" ay bahagi ng kursong pampulitika at militar na pinag-aralan kamakailan ng isang grupo ng mandirigma ng Bagong Hukbong Bayan sa Hilagang-kanlurang Luson. Tulad ng sa iba pang larangang gerilya ng BHB sa buong kapuluan, ang treyning na ito ay sistematikong pinatutupad sa rehiyon para sa ibayong pampulitikang konsolidasyon ng hukbong bayan at pagpapalakas ng kakayahan nitong lumaban.

Idinaos ang dalawang-linggong treyning sa maulap na kabundukan ng Kordilyera. Dinaluhan ito ng may 40 Pulang mandirigma, lalaki't babae, kasama na ang mga instruktor. Karamihan sa mga mandirigmang lumahok ay mula sa pambansang minorya sa rehiyon.

Hinati sila sa apat na iskwad. Sari-sari ang tipo ng kanilang baril--desabog, lumang ripleng Hapones, M-16, AK-47, Garand at iba pa.

## Laman ng pagsasanay

Sa mga lektyur, muestra at praktis, ginawang buhay ang mga paksa ng kurso: kasaysayan ng BHB, istratehiya at taktika ng digmang bayan, gawaing militar, kalagayang militar sa rehiyon at paunang lunas sa mga sugatan o maysakit.

Nirepaso ng mga mandirigma ang tampok na mga pangyayari at aral sa kasaysayan ng BHB, ang papel ng BHB bilang pangunahing organisasyong masa ng Partido Komunista ng Pilipinas sa pagsulong ng digmang bayan, ang ganap na pagpapailalim ng BHB sa pamumuno ng PKP, at ang mga tungkulin, karapatan at disiplina ng bawat Pulang mandirigma.

Tinalakay rin ang kahalagahan ng inisyatiba, pleksibilidad at pagpaplano sa tagumpay ng mga taktikal na opensiba na siyang pangunahing porma ng aksyong militar sa kasalukuyang yugto ng digmang bayan.

Ang bawat isa sa mga mandirigma ay sinanay sa pagkilala at paghawak sa iba't ibang tipo ng riple at pistola, pagsipat at pagpapaputok mula sa iba't ibang pusisyon, pagpapalit ng bala, at pagkakalas at muling pagbubuo ng M-16, karbin at Garand. Pinag-aralan din nila ang paghahagis ng granada.

Wika nga ng kasamang namumuno sa pagsasanay: "Hindi pa tayo mag-aaral na magpaputok ng kanyon, magpaandar ng helikopter o trak. Darating din 'yan. Pero ngayon, pag-aralan muna natin kung ano ang mas kailangan."

Sa kasalukuyan, kailangan din nilang magpakahusay sa paggawa at pagbasa ng mapa, at paniniktik. "Kapag kumukuha tayo ng datos," idiniin ng instruktor, "hindi sapat ang sabihing addu (marami)!" Kailangan, aniya, na tiyakin ang eksaktong bilang, halimbawa'y pang tropa ng kaaway na gumagala sa baryo, para makagawa ng wastong plano ang yunit.

Pinag-aralan ng mga Pulang mandirigma ang iba't ibang porma ng taktikal na opensiba, tulad ng ambus, kubkob o reyd, bulabog, isnayping, pagdidisarma, pagpaparusa at isparo. Sinundan ito ng pagdaraos ng mga praktis na operasyon o "war game," laluna ng engkwentro, ambus at kontra-ambus. Ang pag-aaral sa taktikal



na opensiba ay pinayaman ng pagsusuri sa ilang tampok na karanasan ng mga ganap na yunit gerilya at milisyang bayan sa loob at labas ng rehiyon.

Nagkaroon din ng pagsasanay sa paggalaw sa iba't ibang sitwasyon at tereyn, at target praktis. Sa target praktis, bawat mandirigma ay nagsanay sa pagpuntirya--mula sa tatlong iba't ibang pusisyon sa pagpapaputok--sa gumagalaw na target na yari sa malalaking poster na nagkakarikatura sa mga kilalang ahenteng pasista sa rehiyon.

Bahagi ng treyning ang pag-aaral ng paunang lunas. Sa pamamagitan ng drowing, mwestra at lektyur na pinamunuan ng isang kasamang duktor, itinuro sa mga mandirigma kung ano ang gagawin sa mga hindi na humihinga, di maampatan ang dugo, bali ang buto, natuklaw ng ahas, at iba pa.



Binigyang-diin ng instruktor na ang gawaing militar ay hindi hiwalay sa gawaing masa. "Kung banat lang nang banat," wika niya, "samantalang wala namang ginagawang pag-oorganisa sa masa, o bise-bersa, mahirap maisulong ang rebolusyonaryong pakikibaka." Pinuna niya ang maling akala na mamumulat ang masa sa pamamagitan ng aksyong militar lamang nang hindi sila binibigyan ng edukasyong pampulitika.

Muling idiniin ng instruktor na ang rebolusyonaryong pulitika ang gumigiya sa lahat ng kilos ng hukbong bayan.



## Mas mataas na antas

Ang treyning ay bahagi ng pagtataas ng antas ng pakikidigmang gerilya sa rehiyon. Sa ganito'y tiyak na maiaayon ang pag-unlad ng hukbong bayan sa HKL sa pangkalahatang pagsulong sa abanteng subyugto ng istratehikong depensiba ng



rebolusyonaryong digma sa buong kapuluan. Uunlad din ang kakayahang harapin ang mas sistematiko at mas masidhing reaksyong militar na ikinakasa ng kaaway laban sa BHB sa lugar.

Sa loob ng dalawang linggong treyning, mahusay ang naging pagsasamahan ng mga mandirigma na nagmula sa iba't ibang larangan ng rehiyon, gayundin naman sa pagitan nila at ng mga namumunong kasama. Sa BHB, ang pinuno ay hindi tulad ng upisyal sa reaksyonaryong hukbo. Upisyal



man o karaniwang mandirigma, pinagsasaluhan nila ang pagkain, maging ito'y tuyo, sayote o kabuting gubat. Tulung-tulong nilang inaayos ang lugar ng treyning, at pinapahusay ang mga pasilidad ng kampo. Nagpapalitan sila ng ideya at karanasan. Sama-sama sila sa pag-awit ng mga rebolusyonaryong kanta, laluna yaong nakabatay sa sarili nilang dangdang-ay, el-la-lay, salidum-ay, ullalem at oggayam.

Higit sa lahat, ang matagumpay na pagdaraos ng pagsasanay pampulitika at militar sa kabundukan ng Kordilyera ay patunay sa lubos na pagsuporta ng masa sa rebolusyonaryong pakikibaka sa rehiyon. Pinangangalagaan nila ang kanilang hukbo, tulad ng pangangalaga nila sa kanilang mga payaw, sa mababangong punong saleng, at sa mga gangsang lumilikha ng musika sa matayog na kabundukan. ●

## Planong Banzer

# Kung paano doon, gayon din dito

"Ang seryosong ikinababahala namin ay ang hilig ng ilang relihiyosong radikal na makipag-ugnayan sa mga subersibong grupo," paulit-ulit na sinasabi ng rehimen nitong nakaraang ilang buwan, at idinidiin pa: "Hindi laban sa Simbahan ang pag-aksyon ng gubyerno kundi laban sa mga taong kasangkot sa mga aktibidad na nakasasama sa siguridad ng estado."

Waring lumang tugtugin na ang linyang ito para sa mga sumusubaybay sa mga tunguhin sa pandaigdigang kontra-rebolusyon. Sa katunayan, ang pagtrato ng rehimeng US-Marcos sa mga progresibong kleriko ay isa lamang bersyon, napatugtog na, ng tinatawag na Planong Banzer laban sa mga taong-simbahan na may panlipunang komitment, doon sa Amerikang Latina.

Tulad ni Marcos, si Heneral Hugo Banzer ay isang pasistang papet na diktador. Siya ang tagabira ng imperyalismong US sa Bolivia sa loob ng pitong taon, mula nang agawin niya ang poder sa pamamagitan ng kudeta noong 1971 hanggang sa maalis siya sa ganoon ding paraan noong 1978. Malawakang panunupil ang isinagawa niya laban sa mga manggagawa't magsasaka ng Bolivia, na nagtulak sa ibang demokratikong uri at sektor, kabilang ang mga progresibong tauhan ng Simbahan, na makiisa sa malawak na masa.

### Simbahan sa Amerikang Latina

Sa nakaraang 20 taon, malaki-laki ang naging pakikisangkot ng relihiyosong sektor sa mga progresibong kilusang masa sa mga bayan ng Amerikang Latina. Ginamit ng mga klerikong may panlipunang komitment ang impluwensya ng simbahan para ipagtanggol ang pakikibaka ng mamamayan, at marami sa kanila'y lumahok pa nga sa rebolusyonaryong armadong pakikibaka. Noong 1968, naglabas ng panawagan ang mga obispo ng Amerikang Latina para sa aktibong paglahok ng Simbahan sa mga pakikibakang "makapagpapalaya sa bawat anyo ng pambubusabos."

Samantala, hindi nagkasya ang imperyalismong US sa pagbibigay ng katakut-takot na suportang pang-ekonomya at militar sa mga papet na rehimen nito. Ang mga pagtatangka ng Central Intelligence Agency (CIA) na hatiin at impluwensyahan ang hanay ng simbahan ay binabatikos ng mga progresibong kleriko sa Amerikang Latina. Ang CIA ang sentral na ahensya sa paniniktik ng gubyerno ng US.

Ang Planong Banzer, na inilabas noong 1975, ay binubuo ng mga tagubilin sa pasistang militar ng Bolivia. Pagkaraan ng ilang panahon, ito'y pinagtibay ng 10 papet na rehimen na kabilang sa Kumpederasyong Anti-Komunista ng Amerikang Latina.

Pangunahing nakatutok ang plano sa pagpapaigting sa pagkakahati-hati sa loob ng simbahan. "Huwag atakihin ang Simbahan bilang institusyon at huwag kailanman ang mga obispo bilang isang grupo, kundi atakihin lang ang isang seksyon o bahaging pinakaabante at progresibo ng Simbahan," anito. Dagdag pa: "Panatilihin ang mapagkaibigang relasyon sa ilang obispo at alagad ng simbahan, ...sa paraang hindi maniniwala ang opinyong publiko na may sistematikong panunupil..., kundi ilan lang ang ginagalaw."

Habang kinokontrol ang ilang ordeng relihiyoso at bahay ng relihiyoso "sa isang natatanging paraan," titiktikan ang lahat ng pari at relihiyoso, at gayundin ang ilang obispo. Samantala, magpapalathala ng mga pitisyon sa masmidya "para siraan ang mga pari at relihiyosong sumusunod sa mga abanteng linya."

Upang maiwasan ang "di magandang publisidad," anang tagubilin, dapat maging sikreto ang pang-aaresto. "Sikaping makapagsingit sa kanilang papeles o kwarto ng subersibong propaganda o isang klase ng armas at ihanda ang istorya para siraan sila sa mga obispo at opinyong publiko." Ipapaalam na lang sa obispo ang pangyayari pagkatapos maaresto ang kleriko.

Sapagkat ang 85 porsyento ng kleriko sa Bolivia ay binubuo ng mga dayuhang misyonaryo, pinagbilinan ang mga pasista: "Higit sa lahat, atakihin ang dayuhang kleriko. Igiit na sila ang responsable sa pagtuturo ng armadong pakikibaka at kaugnay nila ang pandaigdigang komunismo, at ipinadala sila sa tanging layunin na itulak ang Simbahan tungo sa komunismo."

May isang pangungusap sa Planong Banzer na nagsisiwalat ng lahat: "Makipagtulungan sa CIA."

### Pakanang US-Marcos

Sa gayon, malinaw na ang rehimen, na ang panunugis sa "mga subersibo" ay nasa pamumuno ng minister sa depensa na si




Mga ulat sa kontroladong peryodiko: si Fr. Gore sa piitan

Juan Ponce Enrile, ay gaya-gaya lang sa panggigipit at paggamit ng maruming taktika sa progresibong tauhan ng simbahan.

Noong 1982, marami ang inaresto, dalawang pari ang pinatay at binaha ang kontroladong midya ng mga bara-barang bintang laban sa "mga radikal na kleriko." Sinisikap ng mga reaksyonaryo na maghasik ng anti-komunistang pananakot sa hanay ng mga relihiyoso.

Ang pagkakapareho ng Planong Banzer at ng mga kilos ng mga lokal na pasista ay hindi dapat pagtakhan. May iisang pusod ang mga papet na rehimen sa Pilipinas at sa Amerikang Latina, bagamat pinaghihiwalay sila ng kalawakan ng Karagatang Pasipiko. Pinaglilingkuran nilang lahat ang interes ng imperyalismong US at ng sandakot na katutubong reaksyonaryo, laban sa interes ng malawak na masa ng mamamayan sa kani-kanilang bayan.

Ngunit walang mangyayari sa kanilang pagsusumikap. Sa walang patid na pagsulong ng rebolusyonaryong kilusang masa, di mapipigil ang paghatak nito sa parami nang paraming tauhan ng simbahan na ibibigay ang kanilang matibay na pagkatig sa pakikibaka para sa pambansa at panlipunang kalayaan. Habang patuloy na pinahihigpit ng mga kommista ang pakikiisa sa masa sa pamumunong di makasarili, lalong nawawalan ng bisa ang napag-iwanang islogan ng anti-komunismo upang humadlang sa pinakamalawak na pagkakaisa ng mga mamamayan. ●

---

**W E L G A**

## *Di na natuto ang rehimen*

May 10.6 milyong oras ng paggawa ang nawala sa rehimeng US-Marcos bunga ng 155 welga ng manggagawa noong 1982. Bagaman mas kaunti ang welgang ito sa mga naganap noong 1981 (tingnan ang tabulasyon), mas matagal ang mga ito at mas malalaking kumpanya ang naapektuhan.

Nasaktan sa walang puknat na pagwewelga ng mga manggagawa ang rehimen kaya dali-dali nitong inaprubahan noong Disyembre ang Batasang Pambansa Resolusyon Blg. 473. Ayon sa resolusyong ito, ibinabalik ang pagbabawal na magwelga sa lahat ng industriyang mahahalaga at nakakasa sa eksport, kabilang na ang mga nasa export processing zone, sa panahon man lamang na "nasa kasalukuyang krisis pang-ekonomya" ang bansa.

Sa epekto'y pinapalitan nito ang Batas Pambansa Blg. 130 at 227 na nagbibigay kapangyarihan sa minister ng paggawa at sa Presidente na ipagbawal ang welga nang kaso-por-kaso.

Walang bisa ng batas ang resolusyon, ngunit inilabas pa rin ito ng rehimen para siilin ang protesta ng mga manggagawa. Diumano, ayon sa mga minister ng gabinete, isa lamang itong "panawagan," "alituntunin para sa administrasyon," o "mensahe" para sa manggagawa at kapitalista na magkasundo sa panahon ng krisis.

Ngunit malinaw na sa pamamagitan ng resolusyon, ibinabalik ang pagbabawal sa welga tulad noong panahon ng batas militar.

Sa kalagayan na malabong maiahon sa krisis ang ekonomya sa 1983, desperado ang rehimen na tanggalan ang mga manggagawa ng welgang sandata nila. Ngunit madalas itong nabibigo. Kamakailan lamang, inamin ng Ministri ng Paggawa at Empleyo (MOLE) na nagiging "inutil" ito sa pagpigil ng welga at ng panghaharang ng mga welgista sa mga geyt ng mga kumpanya.

Talaga namang di na natuto ang rehimen. Ang anumang pagbabawal ay di makapipigil sa paggigiit ng mga manggagawa

ng kanilang karapatan laluna't sila ang pinagpapasan ng bigat ng krisis pang-ekonomya.

### Higit pang tubo

Habang lumalala ang ekonomya, higit pang tubo ang pinipiga sa bawat isang manggagawa.

Ayon na rin sa mga datos ng Pambansang Pangasiwaan sa Pagpapaunlad ng Ekonomya (NEDA) ng rehimen, ang sahod ng mga manggagawa sa sangay ng manupaktura ay hindi umaagapay sa paglaki ng kanilang produktibidad (o halaga ng nalilikha nilang produkto). Sa loob ng 10 buwan, mula Oktubre 1981 hanggang Hulyo 1982, ang produksyon ng isang manggagawa ay tumaas ng 5.9 porsyento, ngunit ang sahod niya'y gumapang lang ng 4.9 porsyento.

Tulad ng nakaraang mga taon, di kataka-taka kung bakit buong lakas na tinira ng welga ang sangay ng manupaktura, gayundin ang iba pang sangay sa industriya tulad ng minahan, agrikultura, transportasyon, at pagbabangko.

Noong Hunyo 1982, nasindak ang rehimen at mga dayuhang namumuhunan sa walk-out ng 15,000 manggagawa mula sa 18 pabrika sa Bataan Export Processing Zone (BEPZ). Tiyak na puputok pa ang mga welga sa 1983 sa mga export processing zone na ang mga manggagawa ay damang-dama ang matinding hagupit ng krisis. Wala pang ₱15 isang araw ang karaniwang sahod ng isang manggagawa sa mga sonang ito. Maging ang tindi ng trabaho nila ay di tulad sa karaniwan.

| Paghahambing ng mga Welga | 1981 | 1982 |
| --- | --- | --- |
| Bilang ng welga | 260 | 155 |
| Welgista | 98,585 | 53,632 |
| Karaniwang tagal (araw) | 18 | 34 |
| Nawalang oras ng paggawa (milyon) | 6.4 | 10.6 |

Sa Elizalde Tools (Elitool) Special Project, na gumagawa ng ripleng M-16 at bala para sa reaksyonaryong hukbo, nagpiket ang mga manggagawa bago matapos ang taon. Nitong Disyembre, pumutok din ang welga sa Caltex Philippines (planta sa Batangas), China Banking, Mariveles Apparel at Sans-Ros (kapwa sa BEPZ), at nagbabanta ang welga sa Ford Philippines, Marinduque Mining and Industrial Corp. (Negros Occidental), Coca-Cola Bottlers (Davao), at Pantranco South Express. ●

# Masmidya, pinasisigla ng kilusang masa

Sa masmidya ngayon, napakadalang ng mga isyu, artikulo at brodkas na prangkahang nagkokomentaryo at pumipintas sa rehimeng US-Marcos kung ikukumpara sa araw-araw na pag-ulan ng propaganda ng rehimen. Sa kabila nito, napakadali pa ring matakot ng rehimen sa anumang puna na totoo laban dito, laluna't kasangkot si Marcos at ang kanyang asawa.

Matapos sarhan ang *We Forum* at arestuhin ang istap nito noong Disyembre, apat na babaing peryodista ang pinatawag ng militar para imbistigahan, at isang editor-pabliser sa Zamboanga City ang pinatay nang araw na araw. Kinastigo ni Marcos ang isang nangungunang dyaryo dahil inilathala nito ang pahayag ng mga detenidong pulitikal na noo'y nag-aayuno bilang protesta.

Ipinapakita lamang nito na ang rehimen ay patuloy na naghahari sa pamamagitan ng pananakot at paggamit ng dahas, habang sinasabing naibalik na sa "normal" ang lahat sa pamamagitan ng hukad na pag-aalis sa batas militar noong 1981. Ilang araw lamang matapos sabihing "inalis" na ang batas militar ay saka naman pinwersa ng rehimen na magrisayn ang editor ng isang magasin, patuloy na sinensor ang mga balita, at ipinasara ang dalawang istasyon ng radyo.

Subalit kahit laganap ang paniniil, paparaming mga peryodista at brodkaster mula sa radyo at telebisyon ang nangangahas igiit ang kanilang kalayaang magpahayag.

Sa mga lunsod, at laluna sa probinsya, sumusulpot ang mga peryodistang pilit kumakawala sa pagkontrol ng rehimen sa masmidya, at mas nagsisikap na ibalita ang mga tunay na pangyayari. Ang ilan sa mga pangyayaring madalas nilang nai-

bobrodkas at nailalathala ay ang mga abuso ng militar, anomalya sa pondo ng gubyerno, welga ng mga manggagawa, protesta laban sa pagpapatalsik at demolisyon.

### Pagsulong ng kilusang masa

Ang kapansin-pansin na pagsulong ng hayag na kilusang masa nitong nakaraang dalawang taon ay nagbukas ng mga bagong oportunidad sa masa na maigiit ang kanilang karapatang marinig sa pamamagitan ng masmidya.

Humuhugos ang mga manggagawa at magsasaka sa mga istasyon ng radyo, news room ng telebisyon, at upisina ng dyaryo; nagpapatawag ng kumperensya (press conference) ang mga istudyante, propesyunal at relihiyoso; at maraming mga welga at demonstrasyon ang sinusubaybayan ng mga riporter.



Tinuligsa ng demonstrasyon sa Kampo Aguinaldo at Cubao, Quezon City, ang pagdakip sa mga peryodista ng We Forum at ang iba pang pagyurak ng rehimen sa mga karapatan ng mamamayan.

Bilang pagtugon sa kilusang masa, paparaming peryodista ang tumatapang sa paggigiit ng kanilang paninindigang paglingkuran ang interes ng mamamayan, gumawa ng sariling imbistigasyon sa mga suliranin ng masa, at humanap ng mga paraan para malusutan ang mga dikta ng pasistang paghahari.

Maging ang mga publiser at may-ari ng mga istasyon ng radyo at telebisyon na malapit sa rehimen ay umaamin na pabor sa kanilang negosyo ang mas malayang pagbabalita dahil dumadami ang kanilang mambabasa, tagapakinig at manonood.

Kaya, natatakot, at dapat naman, ang diktadura sa napakalaking potensyal ng masmidya na ipaalam sa pinakamaraming mamamayan ang hinaing at mga ipinaglalaban ng iba't ibang uri at sektor, at sa gayo'y daan-daang libo pa ang mapupukaw na kumilos laban sa rehimen. Maraming beses nang binubusalan ng rehimen ang masmidya, na pilit namang nagpupumiglas sa tuwing humahakbang pasulong ang kilusang masa.

Sa paggigiit at pagdedepensa sa kalayaang mamahayag, kumukuha ang masmidya ng lakas at sigla sa kilusang masa. Gayundin, habang iginigiit ng masmidya ang kalayaan nitong magsalita at magsulat nang malaya, sumusuporta ito at nagiging di maihihiwalay na bahagi ng pakikibaka ng mamamayang Pilipino para sa kalayaang magsalita, magtipun-tipon, sumamba, at iba pang demokratikong karapatan. ●

## MGA BALITA

### Samar

Paulit-ulit na sinalakay ng mga yunit ng Bagong Hukbong Bayan (BHB) ang maliliit at nakahiwalay na pwersa ng Eastern Command (Eascom) sa Samar noong Mayo-Oktubre 1982.

Sa anim na tambang, dalawang reyd at siyam na operasyong isparo, 32 malalakas na riple ang nakumpiska at nalipol ang 41 kaaway (32 ang patay, tatlo ang sugatan at anim ang sumuko). Narito ang ilang ditalye:

--Ambus sa isang iskwad ng 59th PC Bn sa Giporlos, Eastern Samar noong Agosto 15. Naagaw ang dalawang M-16, isang M-203 at isang M-79 grenade launcher at napatay ang apat na pasista, kasama si Ten. Demetrio.

--Ambus at paglipol sa limang sundalo ng 15th IB (PA) na sakay ng pumpboat noong Hulyo 30 sa Ilog Catubig, Northern Samar. Naagaw ang limang M-16 at mahigit 500 bala.

--Paglusob sa kampo ng CHDF sa baryo Can-ilay, Can-avid, Eastern Samar noong Mayo 27. Limang CHDF ang napatay at nabihag ang anim pa. Anim na ripleng Garand at dalawang M-16 ang nasamsam.

### Quezon-Bikol

Tinambangan ng isang yunit ng BHB ang pito-kataong patrulya ng PC-INP sa General Luna, Quezon, noong Nobyembre 23. Tatlong sundalo ang patay at tatlo ang nakatakas. Ang isang sugatan ay ginamot ng mga Pulang mandirigma at ipinahatid sa bayan. Naagaw ng BHB ang apat na M-16 at mga bala.

Sa Camarines Sur naman, inambus ng BHB ang apat na tauhan ng 11th IB(PA) na lulan ng mini cruiser sa baryo Haluban,

Lupi, noong Setyembre 26. Napatay si Ten. Rigos at dalawa pang sundalo at nasamsam ang isang M-79 grenade launcher at dalawang M-16.

Samantala, pinatindi ng kaaway ang pamamasista sa mamamayan sa hangganang Quezon-Bikol.

Noong Nobyembre 17, pinatay ng mga sundalo ng 31st IB (PA) ang limang tao, kabilang ang dalawang bata, sa sityo Dungon, baryo Kinatakutan, Tagkawayan, Quezon. Para takpan ang kanilang krimen, pinalabas na mga "NPA" ang mga biktima. Tinipon rin ang mga taga-Dungon sa paaralan sa baryo at kinontrol ang paggalaw nila.

Sinimulan ng kaaway ang "barangay survey" sa saklaw ng hangganan noong Oktubre para magmanman at mamingwit ng impormasyon sa mamamayan.

## Presyo ng langis

Malaki ang itataas ng presyo ng mga produktong langis sa darating na mga araw, bunga ng magkatulong na mga hakbang ng rehimen at ng mga imperyalistang korporasyon.

Nitong unang mga linggo ng 1983, ginulantang ang publiko ng sumusunod na mga balita:

1. Sinabi ng rehimen na itataas nito ang presyo ng krudo, gaas at fuel oil (langis na panggatong sa mga plantang pang-industriya) nang di bababa sa 25 porsyento.

Kailangan daw ito para patuloy na mabigyan ng di tuwirang subsidyo ang pag-iimport ng mga kumpanya ng langis na sinasabing nalulugi dahil sa pagbaba ng halaga ng piso laban sa dolyar ng US.

2. Hiwalay pa ang epekto sa presyo ng langis na ibubunga ng dalawang bagong utos ng rehimen. Ang mga ito ay ang 3 porsyentong dagdag na buwis sa halaga ng mga produkto (ad valorem tax), at ang pangangailangang bayaran agad ng mga importer ang mga taripa at buwis sa kargamento, kahit di pa man ito dumadating.

Gawa ng mga hakbanging ito--na aapekto sa lahat ng bilihin--ang presyo ng gasolina lamang ay mamahal na nang 17 sentimos bawat litro.

Gaya ng sa pagtaas sa presyo na binanggit sa itaas, ang naturang mga hakbangin ay inaasahang makapagpasok ng dagdag na pondo sa bangkaroteng rehimen.

3. Ang mga imperyalistang korporasyon ng langis ay nagpaplano ring magtaas ng sarili nilang presyo.

Tunay ngang ang mga imperyalista at ang rehimen ay magkasapakat na mga tulisang humaharang kay Juan de la Cruz.

## Titser

Tumangging magturo ang mga titser sa iskwelang publiko nitong Enero dahil lagi na lang silang dinadaya ng gubyerno sa pangakong ibibigay ang kanilang mga bonus, dagdag na sweldo at mga alawans.

Nanguna sa sama-samang pag-aabsent ang mga titser sa Kamaynilaan. Wala ring klase sa maraming iskwelahan sa Bikol, Pampanga at Davao. Marami pang ibang asosasyon ng titser sa probinsya ang nakikiisa at naghahandang lumahok sa aksyong protesta.

Di tumanggap ng kanilang pamaskong bonus--katumbas lang ng isang linggong sahod--ang 350,000 titser sa mga iskwelang publiko sa buong kapuluan. Patong pa rito'y di tinutupad ng rehimen ang promesang itataas ang kanilang sahod at ibibigay ang mga alawans.

Napag-alaman sa ilang upisyal na kaya raw di binabayaran ang mga titser ay "maiinggit" ang ibang empleyado ng gubyerno na di rin nabigyan ng bonus o nataasan ng sahod. Katunayan, gaya ng alam ng lahat, walang natitirang pera ang rehimen para sa dapat tanggapin ng mga titser at iba pang empleyado. Sa kabilang banda, bilyun-bilyong piso ang ginagasta para sa maluluhong proyekto at ayuda sa nagbabagsakang negosyo ng pangkating Marcos.

## Paghahamlet

Kinumpirma kamakailan ng samahan ng mga abugado (Integrated Bar of the Philippines o IBP) sa Davao del Sur, na nagpapatuloy at lumalaganap ang pagpapanang "hamleting" ng AFP sa Mindanaw.

Ayon sa ulat ng IBP noong Nobyembre 13, ilampung libong mamamayan ang patuloy na nagdurusa sa mga hamlet na itinayo sa mga sityo't baryo sa pitong bayan ng Davao del Sur (Digos, Kiblawan, Sta. Cruz, Sulop, Matan-ao, Magsaysay at Bansalan), dalawang bayan ng North Cotabato (New Alimudian at Magpet), at anim na bayan ng Agusan del Sur (Awao, Sibagat, Sayon, Concepcion, Veruela at San Jose).

Sa Davao del Sur, ang ilang hamlet ay itinayo noon pa mang Hunyo 1981 at ang iba naman ay itinayo sa pagitan ng Nob-

yembre 1981 at Hunyo 1982. Sa mistulang mga kulungang ito, grabe ang pang-aabuso at pangingikil na ginagawa ng mga pasista sa mamamayan. Kinokontrol ang lahat ng kilos ng masa, laluna ang pagtatrabaho nila sa bukid. Tinatasahan rin ang bawat pamilya ng pagkaing pwedeng bilhin at iistak sa loob ng isang linggo at nililimita ang paglalabas ng kanilang produkto. Pinilit din ang masa na magtrabaho nang walang bayad at pakainin ang pasistang militar.

"Taliwas ito sa ipinahayag ng ministri sa depensa noong Marso 2, na di nito sinasang-ayunan at kinukunsinti ang hamleting," dagdag pa ng IBP.

## Kanyaw

Nagpalabas ang rehimen ng diumano'y "grand canao" sa Baguio City, sa gitna ng matinding pagtutol ng mamamayan, laluna ng mga Igorot, sa paglapastangang ito sa mga tradisyon ng pambansang minorya sa Kordilyera.

Ang kanyaw ay kapistahan ng pagdiriwang ng mga taga-Kordilyera sa mga okasyong tulad ng masaganang ani, tagumpay sa gera at kasalan. Labag sa kahulugang ito, at sa paghahangad na mang-akit ng dolyar ng mga turistang dayuhan, ang rehimen ay ilang taon nang nagpapalabas ng huwad na kanyaw.

Kayat ang ipinalabas na mga kanta, sayaw at ritwal noong unang linggo ng Disyembre ay sinabayan ng militanteng mga aksyong protesta--martsa, rali, piket at pamimigay ng polyeto--na pinangunahan ng mga kabataan at istudyante.

## Oposisyonista

Inaresto ng pasistang militar ang isang upisyal ng People's Democratic Party (PDP) sa isang reyd sa Cebu City noong Disyembre 25, sa gawa-gawang bintang na nagpaplano raw patayin ang gubernador ng probinsya at meyor ng syudad.

Detenido ngayon sina Ribomapil Holganza, pangkalahatang kalihim ng oposisyonistang PDP sa Gitnang Kabisayaan; si Dr. Filemon Alberca, isang komentarista sa radyo; at lima pang iba.

Ang panggigipit kina Holganza ay indikasyon ng pagkabahala ng mga reaksyonaryo sa di mapigil na paglakas ng kilusang masa at sa pagtapang ng ligal na oposisyon, ayon sa mga tagamasid ng pulitika sa Cebu.

# INTERNASYONAL

## Para sa kapayapaan

Pinaligiran kamakailan ng 30,000 magkakapit-bisig na kababaihan ang isang baseng militar sa Great Britain at libu-libong ibang nagpoprotesta ang humarang sa pasukan ng 20 baseng militar sa West Germany.

Patuloy na lumalakas pa ang kilusan ng mga mamamayan sa Europa laban sa paligsahan ng mga superpawer na magkaroon ng tambak-tambak na armas nukleyar.

Ngayong 1983, nakatakdang madagdagan ng 572 bagong misel ng US ang dati nang istak ng 6,000 armas nukleyar nito sa Europa. Ilalagay ang mga bagong sandata sa mga bayang Great Britain, West Germany, Italy, Netherlands at Belgium, pawang myembro ng Organisasyon ng Tratado ng Hilagang Atlantiko (NATO).

Dahil walang anumang kontrol ang mga gubyerno nila sa mga armas--ang komand lang ng US at ng NATO ang may pakialam sa paglulunsad ng mga ito--higit na ipinangangamba ng mga mamamayan ng Europa ang teribleng mangyayari kung magkaroon ng gerang nukleyar.

## Israel, kinondena

Minsan pang kinondena ng pandaigdigang komunidad ng mga bansa ang gubyerno ng United States at ng Israel, nang manawagan ang Pangkalahatang Asamblea ng Mga Bansang Nagkakaisa na ihinto ang lahat ng tulong sa Israel na manalakay sa mamamayan ng Palestine at ibang bayang Arabe.

Ang Organisasyon para sa Pagpapalaya ng Palestine (PLO) ay dapat magkaroon ng katayuang kapantay ng ibang kasangkot, sa anumang negosasyong tutungo sa komprehensibong solusyon ng usapin sa Gitnang Silangan, ayon sa resolusyong inaprubahan ng 113 bansa noong Disyembre 22.

Iginiit pa ng pandaigdigang asamblea na dapat umalis ang Israel sa lahat ng inookupahan nitong teritoryong Arabe upang mabigyang daan ang pagpapasya sa sarili ng mga Palestino.

Sa kabila ng ganitong pagtuligsa ng higit na nakararaming bansa sa daigdig, ipinagpapatuloy ng imperyalismong US ang ayuda't panunulsol nito sa Israel. Namamagitan ito sa kasalukuyang pag-uusap ng mga gubyerno ng Israel at Lebanon, na inookupahan ng mga tropang Israeli.